DECEMBER 2010

FILIPINO MAGAZINE

PO NATIN !

# PAG-USAPAN

ISSUE 29

مجلة لنتحاور ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية - العدد التاسع والعشرون

## ANG ORAS



المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center

IPINAMAMIGAY NG LIBRE

# Arabic Language Education Project

CAMS
معهـد كامـز للتـدريب الأهـلي
CENTRE FOR COMPUTER & MANAGEMENT STUDIES

الأمانة العامة للأوقاف




Limitado lamang ang upuan,
kaya tawag na ngayon para magparehistro.

**FULL COURSE DURATION : 32 HOURS**

Tel : 97802777 - 24712574 - 24756796

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center

جمعية النجاة الخيرية

UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف

4712574

FILIPINO MAGAZINE
# PAG-USAPAN PO NATIN !

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis F. Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
uaya
Abdul Qadir Laja
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Shk. Abdulhadie Gumander
Executive Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Assistant Executive Director
Men Section
Usta. Halima Mantawil
Assistant Executive Director
Women Section

IPC







Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

pagusapan@gmail.com

# ANONG MERON SA BUWAN NG

# DISYEMBRE

*Ang Kamundagan Festival ay isang pagdiriwang na ginaganap tuwing buwan ng Disyembre sa Naga. Ginagawa ito bilang pagdiriwang ng kapaskuhan at siyang anibersaryo ng pagkakatatag sa nasabing lugar.*

*Layunin ng pagdiriwang na makaakit upang magkaroon ng mas maraming turista sa lugar, gayon din upang magkaroon ng mas maraming oportunidad para sa kabuhayan ang mga naninirahang residente dito. Ang selebrasyon ay kinabibilangan ng iba›t ibang aktibidad at mga programa na pinangungunahan ng kiri-kiti, pastoras, isang paligsahan sa pagandahan, mga parada, mga programang kultural at iba pang mga makukulay na gawain.*

*Bahagi ng Kamundagan Festival ang Pastores. Bago pa man dumating ang mismong araw ng Pasko, naging kaugalian na ng mga taga-Bicol ang ipagdiwang ang Pastores. Ginaganap ito tuwing ika-18 ng Disyembre kung saan ang mga kasali sa pagdiriwang ay nakasuot ng makukulay na kasuotan habang mayroong nagsasadula ng kapanganakan ni Hesus. Ang ilan naman ay nasa paligid at humihimig ng pamaskong mga awitin*

*Ang Pantatan Festival ay isang pagdiriwang sa Zarraga, Iloilo tuwing ika-15 hanggang ika-19 ng Disyembre. Ang pangunahing layunin ng pagdiriwang ay upang ipamalas ang ganda ng Zarraga. Isa ring layunin ng pagdiriwang ang maging sentro ng komersyo ng "pantat" ang isla ng Panay. Ilan sa mga gawain tuwing ipinagdiriwang ang Pantatan Festival ay ang parada, sayawan sa kalsada at paligsahan sa pagluluto ng pantat. Ang pantat ay isang uri ng inihaw na pagkain na madalas maihalintulad sa inasal ng Bacolod.*

*Ang Shariff Kabunsuan Festival ay isang makulay na pagdiriwang na ginaganap sa iba›t ibang panig ng Mindanao tuwing ika-15 hangggang 19 ng Disyembre. Ginagawa ang piyesta bilang pagdiriwang sa pagdating ni Shariff Kabunsuan sa Mindanao upang ipakilala ang Islam sa mga naninirahan dito.*

*Si Shariff Kabunsuan ay isang misyonaryo na dumating sa Mindanao noong ika-16 na siglo. Mula siya sa Johore at nakarating sa Masla Pulangi na ngayon ay kilala bilang Rio Grande de Mindanao.*

*Si Shariff Kabunsuan din ang nagpakilala ng Islam sa mga mamamayan sa Mindanao na naging dahilan ng pagkakabuo ng Sultanatu ng Maguindanao, Rajah Buayan at Kabuntalan.*

*Ang pagdiriwang ay nagpapamalas ng relihiyon at kultura ng mga Muslim. Kilala ang pagdiriwang na ito sa mga lokal at banyagang turista. Inaabangan ang nasabing pagdiriwang dahil sa mga inihandang programa bilang bahagi nito tulad ng mga programang kultural, Alimango Festival, kumpetisyon sa pagluluto ng mga pagkain na sa Mindanao lamang matitikman, kumpetisyon sa pagtugtog ng Kulintang, Philippine Legend Acrobatic Show, Inaul Fashion Show at iba pa. Ilan pa sa mga programang inihanda bilang bahagi ng pagdiriwang ang parada sa ilog ng Rio Grande de Mindanao, gayun din ang Kuyog Street Dancing Parade at ang Guinakit, na nagsasadula ng pagdating ni Shariff Kabunsuan. Mayroon ding karera ng bangka, Kuyog Showdown at Pagana sa Maguindanao.*

*Ang Pagana Maguindanao ang tradisyonal na paraan ng pagkain sa mga Maranao at Maguindanaon. Isa itong tahimik na pagtitipon para sa mga espesyal na bisita. Sinisilbihan ang mga bisita ng tradisyunal na mga pagkain sa Mindanao tulad ng tindatag, plil, putrid mandi at sininang baka. Ang mga bisita ay pinapaupo sa sahig ng nakapaa at magsisimula ang pagkain sa pamamagitan ng isang dasal ng pasasalamat. Pagkatapos ng pagkain ay bibigyan ng may-ari ng bahay ang bisita ng isang regalo bilang pasasalamat sa pag-unlak sa kanyang paanyaya.*

*8 Pagdiriwang ng Imaculada Concepcion ng mga Katoliko.*
*10, 1898 - Nilagdaan ang Kasunduan sa Paris na magbabayad ng $ 20,000,000 ang Estados Unidos para mailipat sa kanila ang Pilipinas, Guam, Puerto Rico, at Cuba. May ginawang hakbang ang Pilipinas para subukang mapigilan ito ni Felipe Agoncillo ngunit siya ay nabigo.*
*25, pasko*
*30 1965- Si Ferdinand Marcos ay naging Pangulo ng Pilipinas.*

*Kamatayan*
*14, 2004 – namatay si Fernando Poe, Jr., ang hari ng pelikulang Pilipino (ipinanganak 1939).*
*15, 1985 – namatay si Carlos P. Romulo, pambansang alagad ng sining ng Pilipinas sa larangan ng panitikan (ipinanganak 1899).*
*30, 1896 – pinatay si Dr. Jose Rizal, pambansang bayani ng Pilipinas, sa pamamagitan ng firing squad sa Bagumbayan, ngayon ay Luneta Park, Maynila.*

| ADVERTISING RATES | Original Rates KD | 6 Months 20% Discount | Yearly 30% Discount KD | |
|---|---|---|---|---|
| Regular Full Page | 100 | 80 | 70 | 840 |
| Half Page | 50 | 40 | 35 | 420 |
| Quarter Page | 25 | 20 | 17.5 | 210 |
| Inside Front Cover Full Page | 150 | 120 | 105 | 1,260 |
| Inside Back Cover Full Page | 150 | 120 | 105 | 1,260 |
| Back Cover Full Page | 200 | 160 | 140 | 1,680 |
| Center Spread Pages | 200 | 160 | 140 | 1,680 |
| For more information, call 24712574 ext. 109 | | | | |

# FILIPINO TIME,
## PAANO IWAWASTO?

*Naranasan mo na bang maghintay nang matagal sa isang kaibigang hindi dumating sa takdang oras ng usapan? Ano ang naramdaman mo habang naghihintay? Ano ang ginawa mo habang hinihintay siya? Mahalaga ba sa iyo ang pagiging laging nasa oras sa anumang usapan o anumang gawain? Kapag naririnig mo ang salitang Filipino Time, ano agad ang pumapasok sa isip mo? Positibo ba o negatibo ang pananaw mo dito?*

*Ang oras ay ginto, marahil maraming beses mo na itong narinig. Pero pinahahalagahan mo nga ba ito tulad ng pagpapahalaga mo sa isang mamahaling bagay tulad ng ginto?*

*Ang Wastong Pamamahala sa Oras*

*Isa sa hindi kanais-nais na katangian ng marami sa ating mga Pilipino ay ang kakulangan ng pagpapahalag sa oras. Filipino Time ang tawag dito. Asahan mong kapag ito ang katagang binanggit ay nangangahulugang huli sa oras. Marahil napupuna mo sa mga programa sa paaralan, mga miting, sa mahahalagang okasyon ay iilan lamang ang sumusunod sa takdang oras. Ayon kay Dr. Jesus P. Estanislao, mahalagang linangin natin ang pagpapahalaga sa oras sapagkat isa ito sa susi sa pag-unlad ng ating bansa. Nararapat magsimula ng anumang gawain sa itinakdang oras nito. Ang pagiging laging huli ay hindi produktibo. Hindi lamang ang sariling schedule ang naaapektuhan kung hindi tayo marunong mamahala nang wasto sa ating oras. Maging ang oras ng iba ay ating naaabala. Dapat nating isipin ang oras ng kapwa na naghihintay sa atin. Paano na ang oras nila? Tiyak mas marami pang makabuluhang gawain ang maaari nilang ginawa kung hindi sila naghintay sa iyo.*

*Kasama sa mapanagutang pamamahala ng mga kaloob ng Diyos sa atin ang paraan kung paano natin ginagamit ang ating oras. Higit na mas malalang anyo ng pagwawaldas ang pag-aaksaya sa oras. Ang pera na gastahin mo sa pagbili ng mga hindi naman mahalagang bagay ay maaaring mapalitan, subalit ang oras na inaksaya ay hindi na mapapalitan o maibabalik pa. Ito ang dahilan kung bakit mahalagang matutuhan at malinang mo ang wastong pamamahala sa oras at ang mga pagpapahalagang kaugnay dito. (Project EASE, bse.portal.ph)*



# ANO ANG ORAS?

Ang oras ay isang kakatwa at misteryosong bagay. Hindi natin ito nakikita, naririnig o nadarama. Hindi natin ito mapabibilis, mapababagal o mapahihinto. Hindi rin natin ito maaaring bilhin o nakawin. Subalit maaari natin itong gamitin, aksayahin, o ibigay sa iba. Ang buo nating buhay ay kontrolado ng oras. Ano nga ba talaga ang oras? Saan natin ito matatagpuan? Saan ito nanggaling at saan ito patutungo?

Lahat ng tao sa daigdig, bata, matanda, babae, lalaki ay pinagkalooban ng oras. Binubuo ito ng dalawampu at apat na oras, isang araw ang tawag natin dito. Anuman ang lipi, relihiyon o nasyonalidad ang ating kinabibilangan, magkakatulad at pantay ang araw na ipinagkaloob sa atin. Kahit wala tayong orasan, ang ating buhay ay puno pa rin ng oras. Pinaalalahanan tayo sa bibliya na gamitin natin nang maayos ang ating oras. (Efeso 5:15) Kailangan nating gamitin nang wasto ang ating oras sapagkat ang bawat pagdaan nito ay maituturing nating una at huling karanasan natin dito. Hindi na muling babalik pa ang oras na lumilipas, kaya't kailangang pamahalahan natin ang bawat pagdaan nito sa ating buhay.

Sa kabila ng katotohanang hindi natin ito mapahihinto, maaari naman natin itong ihandog sa ating kapwa. Marahil, ito ang pinakadakilang maaari nating ipagkaloob sa ating kapwa... ang ating panahon. Walang anumang materyal na bagay ang maaaring makapantay ng paghahandog natin ng ating panahon sa pagtulong sa kapwa.

Huwag kang magagalit kung kadalasan ay tila alipin ka ng oras. Wala kang magagawa, kasama mo iyan habang buhay. Ang mahalagang isaisip mo ay kung paano mo ito gagamitin nang wasto upang maging makabuluhan ang bawat pagdaan nito sa iyong buhay. (Salin mula sa A Thought for Today ni Frank Mihalik, SVD)

# PAGGALANG SA AWTORIDAD



*Nakapanood ka na ba ng isang palaro o anumang paligsahan? Bakit may mga panuntunang sinusunod? Sino ang nagpapatupad ng mga panuntunang ito? Bakit mahalagang may mga hurado o mga opisyal na siyang nagmamasid sa kabuuan ng laro? Ano sa palagay mo ang maaaring mangyari sa isang palaro kung walang referee?*

*Sa araw-araw na pakikisalamuha mo sa mga tao sa lipunana, hindi ka ba nagtataka na napananatili ang pangkalahatang kaayusan sa kabila ng magkakaibang pinagmulan at oryentasyon ng mga tao? Paano nangyayaring mapanatili ang kaayusang ito?*

*Sa dami ng tao sa lipunang ating ginagalawan, mahalagang mapanatili ang kaayusan at kapayapaan upang magawa natin ang ating mga pang-araw-araw na gawain nang walang abala. Ito ang dahilan kung bakit may mga itinalagang awtoridad na mangangalaga sa pagpapanatili ng kaayusan sa ating lipunan. May awtoridad na nariyan na bago pa man likhain ang tao. Diyos ang pinakamataas na awtoridad natin. Magmasid ka lamang sa paligid, tumingala sa langit, o magpalipas ng hapon habang pinanood ang paglubog ng araw ay makadarama ka na ng paghanga sa lumikha ng lahat ng ito, ang pinakamataas na awtoridad sa sansinukob.*

*Nagtala rin siya ng mga mamamahala sa atin upang masiguro na magiging maayos ang paraan ng ating pamumuhay sa daigdig. Pangunahin sa mga itinalagang ito ang mga magulang. Nariyan ang mga magulang upang turuan at gabayan ang mga anak sa tamang landas na maglalapit sa kanila sa Diyos. Hindi nila magagawa ang misyong ito kung hindi sila bibigyan ng kapangyarihang disiplinahin ang kanilang mga anak. Kapalit ng tungkuling ito, nararapat naman na ibigay ng mga anak ang kanilang paggalang sa kanilang mga magulang. Gayundin naman, mahalaga bilang mga kasapi ng lipunan na igalang natin ang mga itinalagang awtoridad upang masiguro ang kaayusan.*

*Si Confucius, isa sa pinakadakilang pilosopong Intsik ay nagturo rin ng katulad na prinsipyo sa kanyang mga tagasunod. Sinasabi niya na mahalagang malinang ang paggalang sa mga magulang sapagkat dito magmumula ang mabubuting mamamayan na may paggalang din sa kanilang mga pinuno.*

*Isa sa pinag-uugatan ng mga suliranin sa ating paligid, maging ito'y sa pamilya, pamahalaan o sa lansangan man, ay ang kawalan ng paggalang sa itinalagang awtoridad. Ang pagsagot nang pabalang-balang sa magulang, paglaban sa pamahalaan, kawalan ng disiplina sa daan, hindi pagbabayad ng buwis, paggamit ng ipinagbabawal na gamot, illegal logging at sugal, ay ilan lamang sa halimbawa ng kawalan ng paggalang sa mga itinalagang awtoridad. Ano ang epekto nito sa lipunan? Magtataka ka pa ba kung bakit magulo sa paligid? Tingnan mo ang ibang mauunlad at maaayos na mga bansa, ano ang susi ng kaayusan nila? Ito ay ang kakayahan ng kanilang mga mamamayang sumunod sa batas at igalang ang mga itinalagang awtoridad. (Project EASE, bse.portal.ph)*

Ni Joshua Yusuf Barbas

# YAYO-YAYA!



*Ito na naman po tayo sa bagong yugto ng ating mga kwentong OFW (Overseas Filipino Workers) dito sa Kuwait para maibahagi ang iba't ibang mga piling-piling salaysayin ng ating mga bidang-Kababayan. Istoryang balik-tahanan ang tema ngayon at ating iiwanan pangsamantala ang mga tumatalakay sa mga lugar at mga landmarks sa bansang ito, na sana po'y magustuhan ng mga suking mambabasa ang edisyon sa buwang ito. Maaaring kakaiba at 'di ma-gets (makuha o 'di maintindihan) ang mga salaysaying ito sa mga iilan na wala pang responsibilidad na may anak o alagain, lalu na doon sa mga solo't singles o mga bachelors na expat dito sa abroad.*

*Kadalasan ang buhay OFW sa bansang ito at maging saanmang dako ng mundo naruon, ay may mga kalagayang - 'di lamang magpakapagod, maglingkod, magsakripisyo, magtiyaga, magpakahirap, mabigo, mapa-riwara, masaktan, umangat o magtagumpay sa mga gustong minimithi o makamit bilang expat. Ngunit may iilan din namang tadhana na maituturing o 'di kumpleto ang sarili o buhay kung walang kapareha, iniibig o asawa, pamilya o masasabing mga inspirasyon ng buhay, kaya 'nga ang resulta nito ay may kaakibat na paglilingkod at responsibilidad na kailangan para sa mga susunod na kabanata kung ating iisipin at pag-uukulan ng obserbasyon ang uuwian ng mga eksena ng buhay kung may asawa na at anak. Ito ang ating kwento ngayon na siguradong nararanasan na sa kasalukuyan ng mga iilang mga Kabayan na may mga alagain sa bahay at kailangan na nang rescue na Yaya o tagapag-alaga. Ngunit papaano na kung walang katulong na makuha na pwedeng titingin sa mga supling? Kaya nga' ito'y malaking hamon sa mga may ganitong sitwasyon.*

*Una na dito sina Rafael at Julia na parehas taga-Makati sa atin sa Pilipinas, na nanunuluyan mag-asawa sa Kuwait City, 4 na taon nang kasal at 3 taon na rin sa abroad na nagsasama, ayon sa kanila ang kanilang munting anghel (o anak na babae) ay ang naging alalahanin nila noon, na kung papaano ang magiging diskarte nila sa pag-aalaga sa 1 taon at kalahating gulang na sa ngayon, dahil wala naman silang maiiwanan para sa pagbabantay dito lalu na kapwa may kani-kanilang trabaho. Kaya tanging paraan para matutukan ang obligasyong ito ay ang paraang Yayo-Yaya! Diskarte o pamamaraan ng mga couple dito sa abroad at 'di lamang sa Kuwait na kung may anak o alagain ang mag-asawa ay kailangang schedule ang magiging way o paraan para maalagaan ang mga supling, kaya sila ay sinubok talaga sa unang mga buwan ng kani-kanilang i-handle ang pag-aaruga sa bata. Ayon sa kanila, ok naman, masaya at inspirado sila sa buhay. Pero 'di lamang talaga saya lang ang dulot nito, tunay na may kaakibat na malaking sakripisyo at obligasyon, lalu na kung wala sa tahanan ang bawat isa at kapwa nasa kani-kanilang mga duty. Isang diskarte ay ang iiwan sa kapit-bahay o kasambahay ang unang paraan nila noon pero dahil ito'y pangsamantala lamang at nag-aalala parate sila, nauwi din sa diskarteng sa umaga si Mister at sa gabi si Misis na titingin at aaruga sa paslit, buti na lamang parehas sila nagpapalit ng mga schedules at day-offs sa trabaho. Sa isang sikat na food chain si Misis dito sa Seaside sa Shaab at Barista naman sa isang Coffeeshop si Mister isang sikat sa mall, dahil sa maliit lamang na mga sahod talagang praktikal na disisyon talaga nila ito, para 'di na lamang umupa o umasa sa Yaya, at magiging dagdag na savings pa sa budget ika 'nga ang maitatabi kaysa sa ipapasahod pa nila sa katulong. Pero siyempre talagang tiis, sakripisyo, puyat at pasensya ang puhunan, basta masaya at inspirado sila sa kanilang supling kaya naman ok lang din ang buhay may anak na OFW dito, dagdag pa nila.*

*Kapwa mga tribo ng Maranao sa Mindanao ang ating ikalawang napiling couple na sina Bro. Khalid at Sis. Lailah, dating may stay-in na Yaya din sila, ngunit dahil ito'y takas sa unang kafil o amo na Kuwaiti kaya naging TNT (tago-ng-tago o walang papeles, iqamah o visa) minsan ay na checking sa lugar nila sa Hawally at tuluyan nang na-deported sa Pilipinas, kaya malaking alalahanin ang nangyari, mahirap pa naman silang makakuha ng kapalit na mahusay na tagapag-alaga o Yaya ng kanilang anak kaya ang chance ay nauwi sa diskarteng sila mismo ang naging Yayo-Yaya, ang mister sa umaga at pagdumating si Misis na galing sa trabaho sa hapon ay siya namang alis ng kanyang Mister makaraan ang isang oras ng dating ni Misis, buti na lamang sila ay kapwa straight hours sa working time sa bawat trabaho, si Misis ay dati din nagta-trabaho sa broken shift noon sa isang Fashion shop sa Marina Mall, pero napilitan siyang mag-resigned at maghanap ng ibang trabaho na akma sa gustong schedule, dahil 'nga sa alagaing anak na 3 na taong gulang na sa kasalukuyan. Mahirap ang sitwasyon sa unang mga buwan at taon na pag-handle sa may anak sa abroad ayon sa kanila, madalas 'di husto ang oras ng tulog o puyat, kaya masakit ang*

*ulo pag pasok sa umaga buti na lamang alaga sa pagkain at Vitamins para 'di bumigay sa work. Pero lumalaon namang naging normal na ang mga sitwasyon dahil 'nga nalagpasan na ang mga adjustment periods na responsibilidad nila noon sa bata. Naging diskarte na nila lumaon ay i-pa-partime sa kapit-flat (kapit-bahay) na ihahatid ang anak, basta ready na ang mga gamit, pagkain, gatas ng bata at pinaliguan na muna niya bago ito ihatid sa bahay ng mag-aalaga at sa hapon ay kukunin naman ni Mister para siya ang magtuloy sa pag-aalaga sa anak. Basta lamang maging mapili at siguraduhing tinitingnang mabuti ang anak nila, ay ok na yon. Ang plano ay isang taon na lamang mag-aral na ang anak at siguradong ito'y iuuwi din nila para doon na sa mga Lolo't lola tutuloy at mag-aaral ang kanilang plano sa anak.*

*Ikatlong kwento naman nina Kuya Tonyo at maybahay niyang si Sis. Esperanza na noon ay solo lamang si Mister na namamasukan dito bilang pahenante at driver ng mga Heavy Truck patungong Iraq, Saudi at ibang bahagi ng Middle East ang kadalasang distino niya at salitan every twice o trice a month ang schedules, ang ating bidang taga-Masbate, kwento niya noong tuwing dadaong o magtutungo sa siyudad o City ay nagkikita sila ng napangasawa niya, napa-ibig dito at tuluyang nauwi sa kasalan sa isang balo na at taga-Malabon na ating sister na dating naninilbihang Yaya sa isang bahay ng Kuwaiti sa Mangaf, at lumaon ay nagkaruon ng chance makapagtrabaho sa isang Dental Clinic sa Jabriyah, sa 4 na taon din naman nilang pagsasama ay naging madali sa kanila ang usaping pag-aalaga ng mga supling na sila mismo ay mga sanay sa diskarteng mag-alaga ng kanilang 2 mga anak na kasalukuyan at siguro 2 taon pa ay iuuwi din nila ang mga supling na ito, na para sa kanila ay malaking inspirasyon talaga na buo ang pamilya dito sa abroad para malagpasan ang mga tukso at pangungulila na ikukumpara sa solo lamang sa buhay o bachelor expats dito sa Kuwait. Kaya 'nga kasama sa kaakibat ng masayang pamilya ay talaga namang kailangang may obligasyong titingin at may mag-aaruga sa mga ito. Sa umaga ay may part-timer silang pinapasahod na Yaya para alagaan ang makukulit pero cute nilang 2 babaeng anak at sa hapon kapwa sila available kaya matututukan nila ang pag-aalaga. Masayang buhay kahit pa kapwa din Yayo at Yaya sila sariling mga supling.*

*Bilang huli ang ating kapatid na si Daniel o Danny na tubong Los Baños, Laguna. Tea boy sa isang sikat na bangko at head office sa Sharq tuwing umaga lamang ang pasok at sa maghapon hanggang gabi ay available ang oras para tutukan niya ang anak na 3 taong gulang na lalaki, dahil ito na ang ginagawa niya sa pang-araw-araw na pamumuhay kaya pati sa kapitbahay na may anak ay sa kanya na rin pinapa-alaga kaya naman tutok s'ya sa dalawang alalahanin pero sanay na ang ating bidang nakapag-asawa sa Kuwait noong 2005 at nagta-trabaho ang Misis sa isang shop ng relo at sapatos. Naging partime na ni Bro. ika nga ang nangyari na noong una pasuyo lamang ang ipatingin ang nag-aaral ng batang edad na 5 sa kanya kasabay nang pag-aalaga na rin sa anak, dahil tiwala kay Bro ang mag-asawa na kapit-flat lamang nila sa isang bagong building sa likod ng Jameeyah sa Farwaniyah. Siya na ang nagsisilbing superstar-Yayo sa dalawang obligasyon. Payo niya basta ok lahat ng supply mula sa gatas, diaper, damit, pagkain atbp. Ok na 'yon kayang-kayang tutukan ang lahat ng iyan! Nakakabilib si Bro, kasi nagagawa pa ni kapatid na makapagkumpuni ng ilang mga sirang laptop o PC at nagsisilbi na ring taga-tutorial sa nasabing batang nag-aaral kaya naman medyo malaki ang kinikita ng ating bidang ito. Sabi niya inspired siya sa kaniyang ginagawa sa pagiging ama at yayo sa mga bata, at ang mahalaga payo pa niya na kapag gusto mo ang ginagawa mo at mahal mo ito, husto ng mga dahilan iyon para magampanan ang anumang ginagawa sa buhay.*

*Mga suki ito at ending part na naman ng ating kwentong-OFW kaya sana'y tuloy lang ninyo ang pakiki-pagbahagi sa ating Maki-Alam series. Maraming salamat po sa mga nag-email ng kani-kanilang kwento sa atin at hayaan po ninyo atin pong ipa-publish din ang mga iyon. At sa mga gustong magbahagi ng kanilang kwento ito po ang email add natin, j8shua_2020@yahoo.com, Maraming salamat at hanggang dito na lamang, Alhamdulillah, at Masalam!*



*TRIVIA:*
*Sa bansang Kuwait ang Kuwait University ay tinuturing na pinakamatandang unibersisdad na pinasimulan noong Oktubre 8, 1966, matapos ang kalayaan sa pagsakop ng bansang Britaniya. Ito mayroong mga campus na umabot na sa 4: sa Khaldiyah, Adailiah, Keyfan at sa Shuwaikh ang pinakamalaki sa lahat ng mga ito. Noon umabot lamang sa 400 na bilang ng mga estudyante at sa tala ng 2005-06 ay umabot na ito sa 19,711. At may 31 faculty miyembro lamang noon at umabot na rin sa 1,000 sa kasalukuyan. At ito ay mayroong iba't ibang academic courses.*
*Sa atin naman sa Pilipinas ay tinuturing ang University of Santo Tomas ang pinakamatandang unibersidad makikita sa Sampaloc, Manila, na noong April 28, 1611 ito'y pinasimulan ni Bishop Miguel de Benavides, ang ikatlong naging Archbishop sa Manila noon. Mayroong maraming mga pasilidad sa loob nito na at tinuturing ding pinakamalaking unibersidad sa buong Pilipinas.*
*Sources: en.wikipedia.org & www.ust.edu.ph*

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

## Lesson 18

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| Saan ka nagtatrabaho? | Aina ta'mal? | أين تعمل |
| Ako ay nagtatrabaho sa kooperatiba | A'malo fi Jam iyyah Taa-uniyah | أعمل في جمعية تعاونية |
| Saan ka nakatira? | Aina taskon? | أين تسكن |
| Ako'y nakatira sa Farwaniya | Askuno fil Farwaniya | أسكن في الفروانية |
| Ilan taon kana dito sa Kuwait? | Kam sanah Qadaita fil Kuwait? | كم سنة قضيت في الكويت |
| Tatlong taon | Salas sanawat | ثلاث سنوات |

## Lesson 19

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| Mga salita | Al- kalimat | الكلمات |
| Tulog | Naim(lalaki) Naima(babae) | نائم – نائمة |
| Gising | Mustaqidh - Mustaiqidha | مستيقظ – مستيقظة |
| Gabi | Allail | الليل |
| Araw | Annahar | النهار |
| Umaga | Assabah | الصباح |

Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter, 24712574 extention 111 sa mga babae, at extention 102 sa mga lalaki.




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# TANONG AT SAGOT

# Biblia, sa Tingin ng mga Muslim

*Tanong: Kung ang mga Muslim ay naniniwala kay Hesus, ano naman ang kanilang paniniwala sa Bibliya?*

*Sagot:Bismillah, wassalatu wassalamu ‹ala rasulillah, wa›ala alihi wasahbihi waba›d.*

*Lahat ng mga nananampalataya sa Panginoong Diyos ay nararapat na maniwala kay Hesus (Sumakanya nawa ang kapayapaan) bilang dakilang propeta at sugo ng Diyos, kabilang sa kanila ang mga Muslim at bagkus hindi matatawag ang tao na isang Muslim kung hindi naniniwala kay Hesus. Gayundin sa mga aklat na ipinahayag sa mga propeta at Ebanghelyo ni Hesus, subalit ng dahil sa halos napagkasunduan ng mga nag-iimbistiga na mga Muslim man o hindi, na ang banal na Bibliya na hawak-hawak ng mga ibat-ibang sekta ng Kristiano sa ngayon ay hindi napatunayang kung ito ang mga orihinal na ipinahayag sa mga propeta, katulad ng Tawrah ni Moises, ang Salmo para kay David, at ang Ebanghelyo para kay Hesus, kaya ang mga pantas sa Islam ay mayroon silang tatlong katayuan sa Bibliya.*

*Una, kung ito ay sumang-ayon sa banal na Qur›an na ipinahayag kay propeta Mohammad (Sumakanya ang mga pagpapala at kapayapaan) ay nararapat at obligadong tanggapin at patotohanang ito ay mula sa Diyos, sapagkat pinatunayan ng huling kasulatan, ang Qur›an, na ito ay hindi taliwas sa mga aral ng mga propeta at sa kanilang mensahe.*

*Ikalawa, kung hindi nabanggit ang pagsang-ayon sa Banal na Qur›an o kaya ay pagsalungat ay nararapat din na tanggapin at pagbatayan sapagkat sinabi ni propeta Mohammad (saw). «Inyong ipahayag ang mga kasaysayan ng Israel, huwag ninyo silang paniwalaan at huwag ninyo rin silang pagbintangan na mga sinungaling.»*

*Ikatlo, kung ang mga ito naman ay sumasalungat sa Banal na Qur›an ay hindi na kaylan man tatanggapin ng mga Muslim sa dahilang napapatunayang hindi nagmula sa Diyos, at kung ito man ay nagmula rin sa Diyos at ipinahayag din sa mga sinaunang propeta ay maaaring napalitan na o kaya ay binura na Niya, sapagkat ang huling kasulatan ang maaring makabubura sa mga naunang kasulatan sang-ayon sa kagustuhan ng Diyos para sa ikabubuti ng sangkatauhan sa bawat panahon.*

*Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com*



MINDANAO: TUKLASIN NATIN

Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information
Kuwait

# ANG HEOGRAPIYA NG MINDANAO

*Upang higit nating maibigan at maunawaan kung bakit nahalina ang mga dayuhan sa Mindanao ay kailangan nating ilathala ang mga likas nitong katangian, ang kanyang yumi at ganda, gayundin ang mga yamang angkin ng Lupang Pangako mula sa lupa, tubig, at karagatan.*

*Una sa lahat, ang Mindanao ay tinatayang may lawak na siyamnapu›t apat na libo at anim na raan at tatlumpong kilometrong parisukat, at tinaguriang may pinakamalaking populasyong isla sa kasaysayan. Ang isla ng Mindanao ay higit na malaki kaysa halos isang daan at dalawampu›t limang bansa sa buong mundo, kabilang ang mga bansang Netherlands, Austria, Portugal, Czech Republic, Hungary, Taiwan at Ireland. Ang isla ay bulubundukin at dito matatagpuan ang pinakamataas na bundok sa buong inang-bayan, ang Mount Apo.*

*Ang Mindanao ay napapalibutan ng mga karagatang: Sulu sea sa kanluran, Philippine sea sa silangan, at ang Celebes sea sa katimugan. Ang Mindanao ay halos kaparehas ng Borneo, kung saan matatagpuan ang pinakamaraming uri ng pagbabago at kaunlarang pisyugrapiko. Dito rin matatagpuan ang mataas, baku-bako, at matatarik na kabundukan; magkakahiwalay na tuktok ng bulkan, mataas na pagkalatag ng mga burol, at malawak na kapatagan at latian.*

*Ang islang grupo ng Mindanao ay kinabibilangan ng mainlad Mindanao at ang Sulu Archipelago sa timog-kanluran. Ang mga isla na ito ay nahahati sa anim na rehiyun, na binubuo ng dalawampu›t dalawang lalawigan. Ang anim na rehiyun ay ang Zamboanga Peninsula, Northern Mindanao, Davao Region, SOCCSKSARGEN, Caraga at ang Autonomous Region in Muslim Mindanao (ARMM).*



Ni AbdulQadir E. Laja

# KATUTUBONG AYTA

*May nabuong teorya ang mga social scientists tungkol sa migration ng mga tao papunta sa Kapuluang tinatawag nating Pilipinas sa ngayon. Batay sa kanilang pag-aaral, ang mga Ayta ay naunang dumating sa Pilipinas, may 30,000 taon na ang nakalipas. Sila umano ay dumaan sa mga tulay na lupa, nag-uugnay sa kapuluan ng Pilipinas at ibang lugar sa Asya.*

*Noong panahon ng Pagyeyelo, ang mga lupain at mataas na bundok ay nabalot ng makapal na yelo. Sa pagkatunaw ng yelo, tumaas ang antas ng tubig sa karagatan na nagpalubog sa mga mababang lupain at mga tulay na lupa (land bridges). Nasa Pilipinas na ang mga Ayta nang naglaho ang mga land bridges. Dahil sa pangyayaring iyon, sila ay tuluyan nang nanirahan sa kapuluan (ng Pilipinas).*

*Ang mga Ayta ay maliliit, kulot ang buhok at may kaitiman ang kanilang kulay. Sila ay nabubuhay sa pagtatanim, paghahanap ng makakain sa halamanan. Naging bahagi na ng kanilang kultura ang pangangaso (hunting). Karamihan sa mga Ayta ay naninirahan sa liblib na pook at kabundukan ng Luzon. Ayon sa pag-aaral, ang mga Ayta noon ay naninirahan sa kapatagan at sa tabi ng mga ilog. Nang dumating ang mga mananakop, sila ay lumayo at nanatili sa kabundukan.*

*Sa kasalukuyan, tulad ng ibang cultural minorities sila rin ay nahihirapang makisabay sa makabagong mundo. Ayon na rin sa mga Ayta sila ay malaya noon, marami ngayon sa kanila ang trabahador sa mayayamang nagmamay-ari ng mga lupa, na dati-rati ay pagmamay-ari ng kanilang mga ninuno. Magkaroon sana ng magandang pakikitungo sa mga Katutubo, dahil anumang Tribo, o anumang Kulay ay iisa ang pinanggalingan, iisa ang magulang (Adan at Eba), nagmula sa Nag-iisang Diyos na Tagapaglikha.*



# FERNANDO POE JR: PAGGUNITA

*Ipinanganak noong Agosto 20, 1939 sa Lungsod ng San Carlos, Pangasinan, kina Fernando Poe Sr., isa ring aktor, at Elizabeth Gatbonton Kelley na taga Candaba, Pampanga na may Amerikanong magulang. Ang orihinal na apelyido ng pamilya ay binaybay na Pou, mula sa kanyang mandudulang lolo na si Lorenzo Pou, isang Katalan mula sa Mallorca, na namuhay sa Pilipinas upang magnegosyo. Pinakasalan niya ang aktres na si Susan Roces noong Disyembre 1968 sa isang seremonyang sibil. Ikinasal din sila sa simbahang Katoliko at sina Ferdinand Marcos at Imelda Marcos (Pangulo at Unang Ginang ng Pilipinas noong mga panahon na iyon) ang mga naging ninong at ninang. Si Mary Grace lamang ang kanilang anak na ampon.*Bagaman, isang kilalang tao si Poe, hindi siya gaanong bukas sa kanyang pansariling buhay. Bagaman, noong Pevrero 2004, inamin *ni Poe na mayroon siyang anak sa ibang babae. Si Ronian, o Ron Allan ay anak ni Poe kay Anna Marin na dating aktres. Nang kalaunan din, inihayag na mayroon din siyang anak sa dating modelo na si Rowena Moran na si Lovi, na naging artista na rin.Una siyang gumanap bilang Palaris sa "Anak ni Palaris" noong 1955. Siya ay 16 taong gulang pa lamang noon. Hindi ganoon kabilis ay kanyang pagsikat at sumama siya sa ilang pelikulang hindi siya ang bida tulad ng "Simaron", "Babaing Mandarambong", at ang kauna-unahang Lo-Waist Gang na pawang taong 1956. Isa siyang produkto ng Premiere Production kung saan ginawa niya ang mga pelikulang "Bicol Express", Pepeng Kaliwete", "May Pasikat Ba sa Kano", "Atrebida", "Laban sa Lahat" at marami pang iba, samantalang ang mga pelikulang "Kamay ni Cain", "Tipin", "Obra-Maestra" naman ang ginawa niya sa People's Pictures. Tumakbo si Poe bilang pangulo sa ilalim ng Koalisyon ng Nagkakaisang Pilipino (KNP) sa halalang pambansa ng Pilipinas noong 2004. Katambal nya sa halalang ito bilang kandidatong pang pangalawang-pangulo si Senador Loren Legarda-Leviste. Natalo sya sa halalang ito. Mayroon lamang siyang 9,158,999 bilang na boto, samantalang mayroong 9,674,597 boto ang nanalo na si Pangulong Gloria Macapagal-Arroyo. Paniwala ng mga tagasuporta ni Poe, na kabilang na rin ang mga taga-suporta ni Joseph Estrada, na huwad ang resulta ng halalan at iprinotesta ito ni Poe sa Kataas-taasang Hukuman ng Pilipinas. Ngunit, pagkatapos ng kanyang kamatayan, ibinasura ito ng Korte. Muntik na siyang hindi nakapagkandidato dahil sa mga katanungan ukol sa kaniyang pagkamamamayang Pilipino.Na-istroke siya noong Disyembre 10, 2004 at dinala sa Ospital ng St. Luke. Noong hating gabi ng Disyembre 14, 2004, namatay si FPJ sa istrok, sa edad na 65 taong gulang. Inilibing siya sa katabi ng tatay niyang si Fernando Poe Sr. at nanay niyang si Elizabeth Kelley sa North Cemetery, Lungsod ng Maynila.Noong Mayo 2006, tinangghal ng Pambansang Komisyon sa Kultura at mga Sining ng Pilipinas si Poe bilang Pambansang Alagad ng Sining (National Artist) para sa pelikula. Ngunit hindi ito tinanggap ng asawa ni Poe na si Susan Roces dahil daw magiging public display (pampubliko pagtatanghal) lamang ito sang-ayon kay Roces.Pelikula: Anak ni Palaris (1955), Rosita Nobles (1955), Simaron (1956), Babaing Mandarambong (1956), Lo Waist Gang (1956), Bakasyon Grande (1957), Kamay ni Cain (1957), Bicol Express (1957), Los Lacuacheros (1957), H-Line Gang (1957), Yaya Maria (1957), Student Canteen (1957), Tipin (1957), Lutong Makaw (1958), Pepeng Kaliwete (1958), May Pasikat ba sa Kano? (1958), Obra-Maestra (1958), Atrebida (1958), Lo Waist Gang at si Og sa Mindoro (1958), Laban sa Lahat (1958), Anak ng Bulkan (1959), Markado (1960), Baril sa Baril (1961), Sandata at Pangako (1961), The Place: Pasong Diablo (1961), Sigaw ng Digmaan (1963), Intramuros (1964), The Ravagers (Hanggang may kalaban) (1965), Mga Alabok sa Lupa (1967), To Susan with Love (1968), Tatlong Hari (1968), Tanging Ikaw (1968), Sorrento (1968), Ang Pagbabalik ni Daniel Barrion (1968), Ang Mangliligpit (1968), Magpakailan Man (1968), Dos Por Dos (1968), Ang Dayuhan (1968), Baril at Rosario (1968), Barbaro Cristobal (1968), Alyas 1 2 3 (1968), Perlas ng Silanganan (1969), Santiago (1970), Divina Gracia (1970), Asedillo (1971), Santo Domingo (1972), Magiting at Pusakal (1972), Ang Alamat (1972), Esteban (1973), Batya't Palo Palo (1974), Happy Days Are Here Again (1975), Bato sa Buhangin (1976), Tutubing Kalabaw, Tutubing Karayom (1977), Totoy Bato (1977), Bontoc (1977), Little Christmas Tree (1977), Tundo: Isla Puting Bato (1977), Ang Panday (1978), It Happened One Night (1978), Ang Lalaki, ang Alamat, at ang Baril (1978), Kumander Ulupong (1978), Patayin si Mediavillo (1978), King (1978), Isa Para sa Lahat, Lahat Para sa Isa (1979), At Muling Nagbaga ang Lupa (1979), Mahal…Saan Ka Nanggaling Kagabi (1979) Durugin si Totoy Bato (1979), Aguila (1979), Mahal, Ginabi Ka Na Naman (1980), Ang Lihim ng Guadalupe (1980), Ang Maestro (1981), Bandido sa Sapang Bato (1981), Ang Pagbabalik ng Panday (1982), Ang Panday, Ikatlong Yugto (1982), Manedyer… Si Kumander (1982), Daniel Bartolo ng Sapang bato (1982), Umpisahan Mo, Tatapusin Ko (1983), Roman Rapido (1983), Isang Bala Ka Lang (1983), Batang Quiapo (1983), Panday, Ikaapat na Aklat (1984), Sigaw ng Katarungan (1984), Sierra Madre (1984), Daang Hari (1984), Partida (1985), Ang Padrino (1985), Isa-Isa Lang (1985), Muslim Magnum .357 (1986), Kalibre .45 (1986) Iyo ang Tondo, Kanya ang Cavite (1986), Kapag Puno na ang Salop (1987), Kapag Lumaban ang Api (1987), One Day, Isang Araw (1988), Sheman: Mistress of the Universe (1988), Gawa na ang Balang Papatay sa Iyo (1988), Agila ng Maynila (1989), Ako ang Huhusga (Kapag Puno na ang Salop Part II) (1989), Wanted Pamilay Banal (1989), Kahit Konting Pagtingin (1990), Hindi Ka Na Sisikatan ng Araw (Kapag Puno na ang Salop Part III) (1990), May Isang Tsuper ng Taxi (1990), Mabuting Kaibigan… Masamang Kaaway (1991), Dito sa Pitong Gatang (1992), Walang Matigas ng Tinapay sa Mainit na Kape (1994), Minsan Pa (Kahit Konting Pagtingin 2) (1995), Kahit Butas ng Karayom (1995), Ang Syota Kong Balikbayan (1996), Isang Bala Ka Lang, Part II (1996), Ikaw ang Mahal Ko (1996), Hagedorn (1996), Ang Probinsyano (1997), Eseng ng Tondo (1997), Epimaco Velasco (1997), Pagbabalik ng Probinsiyano (1998), Hindi pa Tapos ang Laban (1999), Alyas Lakay (1999), Isusumbong Kita sa Tatay Ko (1999), Ang Dalubhasa (2000), Ayos Na Ang Kasunod (2000), Batas ng Lansangan (2002), Ang Alamat ng Lawin (2002), Pakners (2003), Isang Dakot na Bigas, Tatak Barbaro. Mula 1955 hanggang 2003, sa loob ng halos 48-taon, siya ay nakagawa ng mahigit 120 pelikula, at di mabilang na mga paglalabas sa ibat-ibang programa sa telebisyon.*

# Ang Shariff Kabunsuan Festival

*Ito ay isang makulay na pagdiriwang na ginaganap sa iba›t ibang panig ng Mindanao tuwing ika-15 hangggang 19 ng Disyembre. Ginagawa ang piyesta bilang pagdiriwang sa pagdating ni Shariff Kabunsuan sa Mindanao upang ipakilala ang Islam sa mga naninirahan dito.*

*Si Shariff Kabunsuan ay isang misyonaryo na dumating sa Mindanao noong ika-16 na siglo. Mula siya sa Johore at nakarating sa Masla Pulangi na ngayon ay kilala bilang Rio Grande de Mindanao. Si Shariff Kabunsuan din ang nagpakilala ng Islam sa mga mamamayan sa Mindanao na naging dahilan ng pagkakabuo ng Sultanatu ng Maguindanao, Rajah Buayan at Kabuntalan.*

*Ang pagdiriwang ay nagpapamalas ng relihiyon at kultura ng mga Muslim. Kilala ang pagdiriwang na ito sa mga lokal at banyagang turista. Inaabangan ang nasabing pagdiriwang dahil sa mga inihandang programa bilang bahagi nito tulad ng mga programang kultural, Alimango Festival, kumpetisyon sa pagluluto ng mga pagkain na sa Mindanao lamang matitikman, kumpetisyon sa pagtugtog ng Kulintang, Philippine Legend Acrobatic Show, Inaul Fashion Show at iba pa. Ilan pa sa mga programang inihanda bilang bahagi ng pagdiriwang ang parada sa ilog ng Rio Grande de Mindanao, gayun din ang Kuyog Street Dancing Parade at ang Guinakit, na nagsasadula ng pagdating ni Shariff Kabunsuan. Mayroon ding karera ng bangka, Kuyog Showdown at Pagana sa Maguindanao.*

*Ang Pagana Maguindanao ang tradisyonal na paraan ng pagkain sa mga Maranao at Maguindanaon. Isa itong tahimik na pagtitipon para sa mga espesyal na bisita. Sinisilbihan ang mga bisita ng tradisyunal na mga pagkain sa Mindanao tulad ng tindatag, plil, putrid mandi at sininang baka. Ang mga bisita ay pinapaupo sa sahig ng nakapaa at magsisimula ang pagkain sa pamamagitan ng isang dasal ng pasasalamat. Pagkatapos ng pagkain ay bibigyan ng may-ari ng bahay ang bisita ng isang regalo bilang pasasalamat sa pag-unlak sa kanyang paanyaya. (wikipilipinas.org)*

# BISAYA

## GEN. SANTOS CITY

*Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez*



*Ang Dakbayan sa General Santos usa ka ika-usa nga klase nga dakbayan sa lalawigan sa Habagatang Cotabato sa SOCCSKSARGEN nga rehiyon sa Mindanao sa Pilipinas. Sumala sa sensus sa tuig 2000, ang General Santos may 411,822 ka tawo nga gamiho kani sang usa sa pinakamatawo na siyudad sa lakbayanan. Ginatawag sad kining «Tuna Capital of the Philippines» tungod sa malipayon nila na industriya ug tuna sa siyudad.*

*Ang General Santos utlanan sa 3 ka lungsod sa Sarangani Province ug duha ka lungsod sa South Cotabato, kini mao ang Alabel, Malungon, Maasim, Polomolok ug T'boli. Tungod sa ilang pinaka-abunda nga lupa, aduna silay pinakadako nga produkto sama sa Mais, Lubi, Pinya, Asparagus ug Humay.*

*Ang Dakbayan sa General Santos katulo nahatagan ug award nga "Most Competitive City" sa Pilipinas sa tuig 1999-2000 (sa tibook siyudad), 2000-2001 ug 2001-2002.*

# BASA A MORO





*Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali*
*Da'iyah & Social Researcher*
*Asst. Executive Director, Men Section,*
*KPCCenter*

*So Hadis a ikasapulo nando nem : (16)*

*16- Nakabpon kani ama ni Hurayra a naliliniyan sekanin nu Allah, sabensabenal su isa a mama na pidtalo nin kanu nabi Muhammad a inikalimo nu Allah nandu sinagyahatra nin: pangusyati aku (pamituay aku), pidtalo nin (so nabi) dika pangalipunget) pimbabalinganan nu mama, ya pidtalo nu nabi: (dika pangalipunget).*

*Napanudtol ni Albukarie*

*So pangagi nando mga balaguna a nakua kanu nan a hadis :*
*1. Kailay kanu nan a hadis su kapamikal nu mga sahabat (tagpeda) nu nabi kanu kapanuntot kanu enggagaysa a makagkapia sa kanilan .*
*2. Pinadsanggilan nu islam su pidtalu a kalmu malipunget.*
*3. Su kapangalipunget a dikena bantang na dili mapia a ukit.*
*4. Su ipembitialay na dait na ebpamagilain ilain su kambebetadan nin sabap sa yalon bon makainggay a usyatan na indaw I pakadait kanu kambebetadan nin (sitwasyon nin) .*

*Ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah & Cultural Field Worker,*
*KPCCenter Women Section*

*Samayto na masiken nasabutan tano sa mapya kano naipos a bityala tano i so sunggudan no babay na dala matatalanged i kapaydo nin ugayd na nalabit tano i ya mas mapya a sunggudan a barakat na so endaw i paydo a sunggudan. Sabap kano niya na so manga taw a manga miskinan na amayngka da den abnal a tamok a makaenggay nilan a sunggudan kano manga babay na apya man yanilan bo minggay na sising na pinamakay bon kano Agama tano a Islam amayngka saben-sabenal mambo a dala den, na endo upama manem ka apya sising na dala pa mon na pamandon bo no mama so babay sa manga ayatan sa Qur'an… ka ya usto na nanggula bon i maya ba kano timpo no pangahulo tano a Nabi Muhammad (SAW), sabap lo na niya so tudtulan a makaenggay ko salkano:*

*Isa a babay a nakauma kano Nabi Muhammad (SAW), pidtalo no niya a babay kano Nabi, tigin: Hay Sugo no Allah! Saben-sabenal a saki na ipagenggay ko den salka so ginawa ko – ya mayto na inipalad no babay so ginawa nin kano Nabi Muhammad (SAW) sa mabaloy a kaluma nin – tumitindeg so ento a babay sa malo nauget a kina tendeg ka pangangata sekanin o ngimba i makasawal salkanin no Nabi! Bali aden a isa a mama na dala makatigel na tinumindeg mambo na pidtalo nin kano Nabi: Hay Sugo no Allah! Ipapangaluma nengka salaki so niya a babay namayngka di nengka bon nisisita sekanin. Pidtalo no Nabi kano ento a mama: ((Nginto aden salka i enggagaisa a so entuba na minggay nengka a sunggudan salkanin?)) pidtalo no mama: dala samaya yatabya na izar (balegkas a pakasapeng sa baba na lawas) ko anya, pidtalo no Nabi: ((namayngka inggay nengka i izar nengka anan na magagayan ka sa dala sapeng a lawas nengka sa baba, na makin pangilay ka sa enggagaisa)), pidtalo no mama: dala den a maton ko a enggagaisa, pidtalo no Nabi: ((Pangilay ka sa apya sising bo a pon sa putaw)). Nangilay den so mama na dala bon naton nin, guna so mayto na pidtalo salkanin no Nabi: ((Nginto aden bon salka i Qur'an?)), - ya mayto na inizan sekanin no Nabi o nginto aden bon natawan nin atawka nakarisayt nin a manga ayatan sa Qur'an? – pidtalo no mama: uway, binedto nin so Surah a nakarisayt nin, pidtalo no Nabi: ((kagina ka mayto na kinawing ko sekano kano endaw i nasabutan nengka kano Qur'an)). So ped a tudtol na ya pidtalo no Nabi kano ento a mama: ((pamando ka bo sekanin sa Qur'an)). So ped manem na maya duwapulo ka ayatan i ipamando kano babay…*

*Ya tano kahanda sa kinalabit tano kano manga maya ba a bityala na asal a kasabutan tano so kambetadan no babay sa Islam salta na katuntayan tano sa mapya i so Agama tano a Agama Islam na malemo gayd, niya bon ba mambo i kinasugo kano Nabi Muhammad (SAW) na guna kalemuwan so manga ummatin.*

*Italos tano bo o miyog so Allah…*

*Ni Sis. Um Ismael*





## *SARSIADONG LAPU-LAPU*

*MGA SANGKAP:*
*1 kilong lapulapu, gilit-gilit*
*1 kutsarang asin*
*2 carrots*
*2 sibuyas*
*Paminta*
*Dahon ng saging (kinudrado)*
*Dahon ng sibuyas*
*Sabaw ng isda*

*SALSA:*
*Katas ng kalamansi*
*Toyo*
*Asin*
*Pamintang puti*
*Margarine*

*PARAAN NG PAGLULUTO:*
*1. Alisan ng tinik at balat ang mga gilit ng isda.*
*2. Asnan. Lagyan ng paminta at kalamansi.*
*3. Putuling pahaba ang carrots at hiwaing maliliit ang sibuyas.*
*4. Balutin at sarhan ng toothpick.*
*5. Ilagay sa kaserola at ibuhos ang sabaw.*
*6. Lutuin sa pugon at pagkaluto, tanggalin ang dahon at lagyan ng salsa.*

*SALSA:*
*Pakuluin ang toyo at kalamansi. Asnan at pamintahan. Unti-unting ihulog ang margarine. Ibuhos sa isda.*

## *PAELYA*

*MGA SANGKAP:*
*1 manok na dumalaga*
*4 na alimango (malaki)*
*½ kilong hipong malalaki (balatan ngunit iwan ang buntot)*
*1 chorizo de Bilbao*
*1 latang tomato sauce*
*1 latang siling pula*
*1 latang gisantes*
*2 puswelong bigas*
*3 puswelong talaba*
*½ kilong abitsuwelas*
*2 sibuyas*
*1 ulo ng bawang*
*Paminta*
*Asin*
*Olive oil*

*PARAAN NG PAGLULUTO:*
*1. Igisa ang bawang, sibuyas, at siling pula sa lata. Ibukod ang kaunting siling pula para palamuti kung nasa bandeha na.*
*2. Isunod na ihulog ang manok na pira-piraso.*
*3. Timplahan ng paminta, asin , at olive oil. Sabawan ng kaunting tubig at pakuluin hanggang lumambot nang bahagya.*
*4. Ihalo ang bigas (luto nang bahagya) at chorizo, hipon at alimango. Kapag malapit nang maluto ang bigas, ihulog ang kalahating latang gisantes.*
*5. Ang abitsuwelas ay lutuin sa tubig na may asin at ipalamuti, kasama ang sili sa lata at gisantes, sa ulam na ito kapag nasa bandeha na.*

*(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)*

# *Ginisang Munggo - Bawas Taba at Asukal sa Katawan*

*Ang High Fiber Diet ay may high fiber content na sinasabing mainam para sa mga kaso ng mga may empatso. Makukuha ang mga ito mula sa mga sariwang prutas, gulay, whole grains, nuts, mga pagkaing hango sa butil, at legumes. Ang fiber ay nakatutulong upang mabawasan ang taba at asukal sa blood stream at maiwaksi ang dumi ng katawan upang mahadlangan ang hindi pagkatunaw ng pagkain o ang empatso. Ang ginisang munggo ay isa sa mga ipinapayong pagkain na makatutulong sa mga nakararanas ng ganitong pagkakasakit.*

***Mga Sangkap:***

*2 tasa ng nilutong munggo*
*1 tasa ng tokwa,hiniwa ng katamtaman at ipinirito*
*1 tasa ng ampalaya tops*
*1 kutsarang vegetable oil*
*1 kutsarang bawang,dinurog*
*1 piraso ng sibuyas, hiniwa*
*1/2 tasa ng kamatis,piniga*
*2 tasa ng hugas bigas*
*asin (tinimpla ayon sa panlasa)*

***Paraan ng Pagluto**: Igisa ang bawang, sibuyas at kamatis. Idagdag ang pinakuluang munggo at hugas bigas. Pakuluan sa loob ng tatlong minuto.Haluin habang niluluto. Isama ang tokwa at ampalaya tops. Lagyan ng asin, ayon sa panlasa. Lutuin sa loob ng tatlong minuto. Ihain ng mainit para sa anim na katao.*

## SARI-SARING KAALAMAN:

# Mabagal ba ang iyong computer?

Para saan ang Alt (Option) at Control (Ctrl) keys?
Sagot:
Ang mga keys sa keyboard ay tinatawag na «mofifier keys". Sila ay ginagamit kaugnay sa isa pang key sa keyboard upang maisagawa ang isang tiyak na function. Halimbawa, sa Windows, Alt-F4 (pindutin ang Alt, pagkatapos pindutin ang F4) ay isang shortcut upang isara ang mga aktibong window. Control-C (pindutin ang Ctrl, pagkatapos pindutin ang C) karaniwang shortcut para kopyahin ang piniling teksto o isang napiling bagay. Control-V ay ang shortcut para i-paste ang kinopyang data.

Sa Macintosh, ang Command (o Apple) key kadalasan ay may parehong function tulad ng Control key sa Windows. Ang Control key sa Mac ay maaaring pindutin habang nagki-click ang pindutan ng mouse upang gawin ang isang right click. Maraming mga programa sa parehong Mac at PC ang gumagamit ng mutliple mofifier keys bilang shortcut para sa ilang mga operasyon. Halimbawa, upang i-save ng image para sa Web gamit ang Photoshop, maaari mong pindutin ang Ctrl-Alt-Shift-S sa Windows o Command-Option-Shift-S sa Mac.

Maaari ko bang i-fax ang isang dokumento na walang fax machine?
Sagot:
Maraming mga fax programs na magagamit para sa pag-fax ng dokumento sa pamamagitan ng elektroniko gamit ang modem sa iyong computer, o sa pamamagitan ng Internet. Ang ilan sa mga popular na fax program ay ang FaxSTF (Mac) at Fax Wizard (Windows). Ang mga programang ito ay magagamit mo upang i-fax ang mga elektronikong dokumento na gawa sa Microsoft Word o mga dokumentong nai-scan mo sa iyong computer. Bumisita kayo sa www.download.com para sa isang programang shareware fax o sa www.eFax.com para sa karagdagang impormasyon.

Bakit ang aking mouse ay madalas patalon-talon at mahirap kontrolin?
Sagot:
Kung ang cursor sa inyong screen ay hindi sumusunod sa kilos ng iyong kamay, ito ay isang magandang pagkakataon upang mapansin mo na marumi na ang inyong mouse. Gaano man kahirap gawin, talagang imposibleng panatilihin ang mouse pad na libre sa alikabok at dumi. Pagkaraan ng maraming oras na pagulong-gulong sa isang maruming surface, siguradong ang iyong mouse ball ay marami nang duming nakadikit. Ang dungis sa paligid ng mga rollers sa loob ng iyong mouse ay humahadlang sa maayos na function sa bola ng mouse. Dahil ang mga rollers na ito ang nagsasabi sa iyong computer kung ano ang ginagawa ng mouse, hindi mabuti kapag hindi sila nagro-roll. Kaya kung ang iyong cursor ay hindi gumagalaw ayon sa gusto mo, bago ka magpasyang ihagis ang iyong mouse sa pader, suriin mo muna upang iyong makita kung gaano na ito karumi. Buksan mo ito sa pamamagitan ng pag-twist ng takip sa ilalim kung saan makikita mo ang bola sa isang butas. Pagkatapos tanggalin mo ang bola at suriin ang mga rollers sa loob. Kung may makita kang mga bagay-bagay o dumi na nakadikit, oras na upang malinisan ang mga ito. Maaari mong gamitin ang cotton buds o kaya ay ang iyong mga kuko upang matanggal ang mga dumi na nakadikit sa mga rollers. Siguraduhin mong malinis ang mga paligid nito. Pagkatapos ay bigyan mo ng isang malakas na ihip ang loob ng mouse upang tiyakin na lahat ng alikabok ay nakalabas. Pagkatapos ay hugasan mo ang mouse ball ng sabon at tubig at patuyuin ito. Pagkakataon na rin ito upang malinis ang iyong mouse pad. Kapag nagawa mo ang lahat ng ito, maaari mong ilagay ang malinis na bola pabalik sa iyong malinis na mouse and experience smooth rolling freedom once again.

Ano ang pagkakaiba sa pagitan ng AMD Athlon at Intel Pentium processors?
Sagot:
Ang Intel at AMD (Advanced Micro Devices) ay dalawang kompanyang major manufacturer ng mga processors para sa mga PC (Personal Computer). Ang Intel ang gumagawa ng mga processor na Pentium at Celeron, ang AMD naman ang gumagawa ng mga processor na K6 at Athlon. Ano ang pagkakaiba sa kanila? Ayon sa kasaysayan, ang Pentium processors ang may pinakamahusay na pangkalahatang performance. Gayunman, ang mga bagong AMD processors ay mas mabilis kaysa sa Pentium sa ilang mga pagsusuri. Sa pangkalahatan, market price lang ang pagkakaiba sa dalawa.

(Abangan ang iba pang mga tips kung papano mapangalagaan ang inyong mga PC at Laptop. Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng CITC Computer Information Technology Centre, ang unang Filipinong akademiya ng computer sa Kuwait.)

# UPANG TAYO'Y MAGTAWANAN

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Ni Issa Mohammad Tragua
http://jokesko.blogspot.com
e-mail: jorgetragua@yahoo.com






ANAK : Tays! kakains nas tayos!
TATAY : Hoy! Tigilan mo yang kalalagay mo ng ' S' sa mga sinasabi mo ha! Ano ba ang ulam?
Anak: BANGU na may KAMATI, ARDINA na may IBUYA!

BISAYA 1 : Unsay ibig sabihon ng "cooling place"?
BISAYA 2 : Pag-naga ring ang fon, sabihin mo "Hilow, hus cooling place?"

GUY 1 : Noong nakaraang buwan, isinama ko syota ko sa bahay ng lolo kong milyonaryo para makilala nito.
GUY 2 : Anong nangyari?
GUY 1 : Lola ko na siya ngayon!

JOE : Kumusta bakasyon boy?
BOY: Masama, noong Sabado napilay manok ni tyong, ulam namin tinola. Noong linggo napilay baboy ni tyong, ulam namin litson. Kahapon napilay si tyong, ulam namin hindi ko inalam, kumain na ako sa labas.

KOSA 1: Ganda kotse o Siguro kay meyor yan!
KOSA 2: Dili, bay!
KOSA 1: Ah, kay Warden.
KOSA 2: Tunto! Kay Father yan, nakasulat na nga sa likod "SA-FA-RI"

ANAK: 'Nay, puede na ba akong magbra? Kinse anyos na po ako, sige na 'Nay?
INA: Hoy! Pedro! tigilan mo nga ako!

Minsan nag-ring ang telepono…
AMO: Inday sagutin mo ang telepono baka kabit yan ng Sir mo!!!
INDAY: Si Ma'am talaga o.....pinapaselos ako!!!

Nag-aaway ang dalawang tanga.
KULAS: Ano ba ang gusto mo, away o gulo?
TOMAS: Away na lang para walang gulo!

AMA: Anak, ngayong tapos ka na ng high school, ano ang kukunin mo sa kolehiyo?
ANAK: Law po.
AMA: Ano?! Tapos ka na ng HIGH, babalik ka pa sa LOW?!

Sa isang ospital, pagkatapos ng operasyon...
Pasyente: Dok, bakit ganito ang operasyon sa aking ulo? Halos kita na ang utak ko?
Dok: Okey iyan. At least, open-minded ka na ngayon.

BISAYANG DYOKS
TEACHER: Juan use "among" in the sentence
JUAN: Among of all I am the best.
TEACHER: very good, eh, ikaw Pedro?
PEDRO: Among iro murag itoy… je je je
(Sender: JimJim Uy)

BISAYANG DYOKS
MAMA: Juan ngano man imu grado daghan man red?
JUAN: Nahutdan itom nga ink amo titser.
MAMA: Ngano naa man pod "F" diri sa card?
JUAN: Mama uy maratol dayon. Pasabot ana "FASAR"
(Sender: JimJim Uy)

BISAYANG DYOKS
PARE1: kuyawa sa imong ngipon uy, murag pang exam.
PARE2: ngano man?
PARE1: one set apart
PARE2: imoha sab, murag pang exam pud
PARE1: ngano man?
PARE2: fill in the blanks
(Sender: Mailyn "Sarah" Rodriguez)

# Mahalagang Mga Numero sa Telepono

EMERGENCY: 112, 1844777
CIVIL ID INFO: 1889988
FIRE BRIGADE: 100, 105
TRAFFIC VIOLATIONS: 198
AMBULANCE:
Central 24722000; Emergency 24765616; Adan 23940660, 23941455; Amiri 22422366; Dai'ya 22510854; Dasman 22419785; Fahaheel 23919089; Faiha'a 22553779; Farwaniya 24883000, 24725149; Jahra 24575448; Mubarak Al-Kabir 25311437; Nuwaisib 23950114; Sabah 24815000; Salmiya 25739011; Shuaiba 23261927
HOSPITALS:
Amiri Casualty 22450005; Al-Sabah 24812000, 24815000; Mubarak Al-Kabir 25312700 to 9; Farwaniya 24883000, 24888000; Adan 23940600; Ibn Sina 24840300; Al-Razi 24846000; Al-Jahra 24575300; Maternity 24848067; Allergy 24849252; Blood Bank 25336538; Burns Centre 24840300; Cancer Control Centre 24849100; Chest Deseases 24838990, 24849400; Drug Control 24837245; Infectious Diseases 24870351; Islamic Medicine Centre 24849000; Military 24729911; Opthalmology 24840300; Psychiatric Centre 24843900; Sulaibikhat Orthopedic 24874240
PRIVATE HOSPITALS:
Ahmadi 23985174; Mowasat 25711533; Dar Al Shifa 22423151; Salam 22533177, 25333254; British Medical Centre 23713100; Royal Hayat Hospital 25360000, 25360536
PRIVATE CLINICS:
International Clinic 25745111; Kuwait Clinic 25739277; Maidan 22450001
POLICE STATIONS:
Abu Halifa 23717656; Ahmadi 23980304; Bayan 25387762; Dasma 22531917; Fahaheel 23912959; Hawalli 22641116; Jabriya 25315855; Jleeb Shoyoukh 24311234; Kaifan 24832839; Qadsiya 22574386; Qurain 25423772; Sabah Al Salem 25517229; Salhiya 22427157; Salmiya 25726950; Sharq 22442466; Shuwaikh 24813726; Surra 25312220; Wafra 23810412;Waha 24557902
IMMIGRATION DEPARTMENT:
Farwaniya 24341770; Hawalli 25712637, 25712635; Jahra 24555600; Ahmadi 23986761;Mubarak Al-Kabir 25415071
EMBASSY:
Phil. Embassy- Jabriya, Kuwait 25329316, 25329317, 25329318; OWWA/POLO 25346507, 25346508
ISLAM PRESENTATION COMMITTEE (IPC):
Al-Mullah Saleh Kuwait 22444117; Salwa 25637900; Sharq 22418934, 22418917; Al-Rawda 22511301, 66944422; Salmiya 25733263, 66944422; Farwaniya-Kheitan 24735626, 99285459; Al-Manggaf 23723002, 99256165; Al-Jahra 24558830, 97509063; Aware Center 25335260, 25335280; TIES Center 25231015, 25231016, 97798222

# BISAYANG JOKES
ni uaya

*BANA: (himatyon na) Day, Inig ka matay nako, minyo-i baya si Pedro ha?*
*ASAWA: Nganong si Pedro man nga imo man siyang kontra?*
*BANA: Haron mag-antos sab siya ug makabalos na gyud ko….*

*BATA: Na-ay iro. Bright ka-ayo. Ingnon 2+2, mo aw-aw ug ka-4. Akong gipangutana 2 milyon + 2 milyon. Hangtod karon,sige pa siyag aw-aw. Niwang na ka-ayo.*

*BATA: Tay, hain may mas layo, ang buwan o ang Manila?*
*TATAY: Layo ang Manila, Dong.*
*BATA: Layo ang buwan, Tay, uy.*
*TATAY: Nganong makakita ka man sa buwan, ang Manila kakita ka?*

*TIYAGO: Kulas, nakit-an nako imong asawa solod sa motel uban sa bana ni Saling!*
*KULAS: Kalooy ba intawon ni Saling, nag luib iyang bana.*

*PASING: Mare, naunsa man na imong son-in-law nga pila ka tuig na mang walay klarong trabaho?*
*CLARING: Unsaon nga shy man*
*PASING: Shy gud nga tabian man kaayo!*
*CLARING: Shy tiglaba ba, shy tiglimpyo sa balay, shy tigluto.*

*TATAY: Dong, lagapak naman sab ka tanan nimong subjects!? Katong si Jose Rizal graduate na sa college, pareha siya edad nimo!*
*ANAK: Liwat man gud ko nimo Tay, kadto bitaw si Manuel Quezon napresidente siya, pareha sad nimo ang pangidaron!*

*MC: Unsa›y kantahon nimo, Miss?*
*CONTESTANT: "Inday," ni Whitney Houston*
*MC: Ha, duna ba? Sige kantaha kono beh?*
*CONTESTANT: (mikanta) «Indaaaaaaay will always love you…."*

*TATAY: noy kuhaa pa ang trapo didto sa gawas*
*BOKNOY: tay oy, ngitngit kaau, hadlok ko*
*TATAY: noy ayaw kahadlok kay bisan diha sa ngitngit naa ang ginoo*
*BOKNOY: (lili sa pultahan)ginoo naa man ka diha sa gawas, idunol nalang ng trapo be!*
*(Kent Calamba, Dagohoy, Bohol)*

*PASTOR: muapil ka sa army of god*
*JUAN: mimber na ko ana pastor*
*PASTOR: nganu wa man lagi ka gasimba pirmi*
*JUAN: aw secret agent man ko pastor..*
*(Kissa Calamba, Dagohoy, Bohol)*

# Ang Pamanang Kuwaiti



غسيل السفرة : مثلما يغشل النسوة ثياب ذويهن بمياه البحر يأخذن أيضاً معهن سفرة الأكل لغسلها كلما اتسخت بسبب مايعلق بها من شوائب

*PAGHUHUGAS NG BANIG KAINAN*

*Noong araw ang mga kababaihan ay madalas pumupunta sa tabing dagat upang maglalaba ng maruruming damit, kasama na dito ang paghuhugas ng banig kainan.*

*Ipininta ni Ayoub Hussein Al-Ayoub, isang kilalang pintor sa bansang Kuwait. Mula sa aklat na pinamagatang The Kuwaiti Heritage.*